# IKA-6 NG ENERO,
# HUWEBES PAGKARAAN NG PAGPAPAKITA NG PANGINOON

**Panalangin Sa Umaga**

## PASIMULA

**Panginoon, buksan mo ang ating mga labi.**
At pupurihin ka ng aking bibig.

## PAANYAYA SA PANALANGIN ANTIPONA

**Si Kristo'y napakita sa atin, halina't siya'y ating sambahin.**

**Salmo 95**

Tayo ay lumapit sa 'ting Panginoon, Siya ay awitan,
Ating papurihan ang batong kublihan nati't kalakasan.
Tayo ay lumapit sa kanyang harapan na may pasalamat,
Siya ay Purihin ng mga awiting may tuwa at galak. *(Antipona)*

Sapagkat ang Diyos ay ang Panginoong napakadakila,
Ang dakilang Haring higit sa sinuman na binabathala.
Nasa kanyang palad ang buong daigdig. pati kalaliman,
Ang lahat ay kanya maging ang mataas nating kabundukan.
Kanya rin ang dagat at pati ang lupa na kanyang nilalang. *(Antipona)*

Tayo ay lumapit, sa kanya'y sumamba at magbigay-galang,
Lumuhod sa harap nitong Panginoong sa ati' y lumalang.
Siya ang ating Diyos, tayo ay kalinga niyang mga hirang,
Mga tupa tayong inaalagaan. *(Antipona)*

Ang kanyang salita ay ating pakinggan:
"Iyang inyong puso'y huwag patigasin,
Tulad ng ginawa ng inyong mga magulang
Nang nasa Meriba, sa ilang ng Masa.
Ako ay tinukso't doon ay sinubok ng inyong magulang,
Bagamat nakita ang aking ginawang sila' ng nakinabang. *(Antipona)*

Apatnapung taon, sa inyong ninuno ako ay nagdamdam,
Ang aking sinabi, "Sila ay suwail, walang pakundangan
At ang mga utos ko ay sinuway!"
Dahil sa galit ko, ako ay sumumpang di sila daratal,
Sa lupang pangakong aking inilaan." *(Antipona)*

Papuri sa Ama, at sa Anak, at sa Espiritu Santo;
Kapara noong una, ngayon at magpasawalang hanggan. Amen. *(Antipona)*

**AWIT** (ADESTE FIDELIS)

Halina't magdiwang, at ating purihin
Ang Mesiyas na isinilang sa Belen.
Sambahin natin, Hari ng mga anghel:

Koro: Halina't siya'y purihin.
Halina't siya'y purihin,
Purihin natin ang Kristong Diyos natin.

Kayo'y mag-awitan nang may kagalakan,
Kayong mga anghel at ang mga banal,
At dakilain, D'yos sa kaitaasan: (Koro)

Kami'y bumabati sa ngayo'y 'sinilang
Kay Kristo Hesus ng kaluwalhatian;
Siya'y naging tao, sa anyo na totoo. (Koro)

## MGA ANTIPONA AT SALMO

**Antipona 1:** Panginoon, gamitin mo ang iyong kapangyarihan at kami'y dagling tulungan.

**Salmo 80**

*(Panginoon, halina't ingatan ang iyong ubasan)*

Pastol ng Israel,
Ikaw na nanguna't umakay kay Jose, na tulad sa kawan,
Ikiling sa amin ang iyong pandinig, kami ay pakinggan;
Mula sa trono mong may mga kerubin, kami ay tulungan.
Ang iyong pag-ibig
Iyong ipadama sa angkan ni Efraim, Manases at Benjamin,
Sa taglay mong lakas, kami ay iligtas, sa hirap ay tubusin!

Ibalik mo kami, PANGINOONG Diyos,
at ipadama mo ang 'yong pagmamahal,
Iligtas mo kami, at sa iyong sinag kami ay tanglawan!

Makapangyarihang Diyos,
Hanggang kailan ba patatagalin mo ang galit sa amin?
Hanggang kailan pa diringgin mo kami sa aming dalangin?
Masdan mo nga kami
Sa tuwi-tuwina'y tinapay ng luha yaong kinakain,
Luha ng hinagpis, ang inihanda mo na aming inumin.
Iyong binayaan,
Na ang mga bansa sa aming paligid kami ay bakahin,
Iyong tinulutang kami'y pagtawanan ng kaaway namin.

Ibalik mo kami, PANGINOONG Diyos,
at ipadama mo ang 'yong pagmamahal,
Iligtas mo kami at sa iyong sinag, kami ay tanglawan!

Mula sa Egipto, ikaw ay naglabas ng puno ng ubas,
saka itinanim sa lupang dayuhan, matapos ang tao roo'y palayasin.
Ngunit nilinis mo muna't pinagyaman.
Ang piniling lugar na pagtataniman,
Doon ay nag-ugat, ang buong lupain ay nalaganapan.

Nagsanga ang puno, lumagong mabuti
at ang kabunduka'y kanyang naliliman,
Mga punong sedro'y naliliman pati ng sangang malabay.
Hanggang sa ibayo, sa ibayong dagat,
ang sangang malabay nito'y nakaabot,
Pati mga ugat humabang mabuti't umabot sa ilog.

Bakit mo sinira? Sinira ang pader,
kung kaya napasok nitong dumaraan,
Pinipitas tuloy yaong bunga nitong tanim na naturan.
Mga baboy damong nagmula sa gubat,
Niluluray itong walang pakundangan,
Kinakain ito ng lahat ng hayop na nasa sa parang.

Ikaw'y manumbalik, O Diyos na Dakila!
Pagmasdan mo kami mula sa itaas,
At ang punong ito'y muling pagyamanin, at iyong iligtas.

Lumapit ka sana,
Ang puno ng ubas na itinanim mo ay iyong iligtas,
Yaong punong iyon na pinalago mo't iyong pinalakas!
Ito ay sinunog, sinunog pa nila ang nasabing puno matapos maputol,
Sa 'yong kagalitan ay iyong harapin at nang mangalipol.

Ang mga lingkod mo ay iyong ingatan,
yamang hinirang mo ay ipagsanggalang,
Iyong palakasin bilang isang bansang makapangyarihan!
At kung magkagayon,
Magbabalik kami't di na magtataksil sa 'yo kailanman,
Kami'y pasiglahi't aming pupurihin ang iyong pangalan.

Kami ay ibalik, PANGINOONG Diyos,
at ipadama mo ang 'yong pagmamahal,
Iligtas mo kami at sa iyong sinag, kami ay tanglawan!

*(Papuri sa Ama at…)*

**Antipona 1:** Panginoon, gamitin mo ang iyong kapangyarihan at kami'y dagling tulungan.

**Antipona 2:** Gumawa ang Panginoon ng mga kahangahangang bagay, ipahayag natin ito hanggang sa dulo ng daigdig.

**Awit: Isaias 12:1-6**

*(Ang kagalakan ng bayang tinubos ng Diyos)*

PANGINOON, pinasasalamatan kita,
Sapagkat kung nagalit ka man sa akin,
Napawi na ang galit mo,
At ako'y iyong inaliw.

Ang Diyos ang siyang nagliligtas sa akin,
Tiwalang-tiwala ako at wala munti mang pangamba.
Sapagkat ang PANGINOON ang lahat sa akin,
Siya ang aking awit, ang aking kaligtasan.

Malugod kayong sasalok ng tubig
Sa batis ng kaligtasan.
Sasabihin ninyo sa araw na iyon:
Magpasalamat kayo sa PANGINOON,
Siya ang inyong tawagan;
Ipaalam ninyo sa mga bansa ang kanyang ginawa,
Ipahayag ninyo ang kadakilaan ng kanyang pangalan.

Umawit kayo ng papuri sa PANGINOON,
Sapagkat kahanga-hanga ang kanyang mga ginawa,
Ipahayag ninyo ito sa buong daigdig.
Mga anak ng Sion, umawit kayo nang buong galak,
Sapagkat nasa piling ninyo ang dakila
At Banal ng Israel.

*(Papuri sa Ama at…)*

**Antipona 2:** Gumawa ang Panginoon ng mga kahangahangang bagay, ipahayag natin ito hanggang sa dulo ng daigdig.

**Antipona 3:** Masiglang awitan ang Diyos na Tagapagligtas.

**Salmo 81**

*(Taimtim na pagpapanibago ng Tipan)*

Masiglang awitan ang Tagapagligtas,
Itong Diyos ni Jacob, awitang may galak.

Umawit sa saliw nitong pandereta,
Kasabay ng tugtog ng lira at alpa.
Hipan ang trumpeta tuwing nagdiriwang,
Kung buwan ay bago't nasa kabilugan.

Sa bansang Israel, ito yaong utos,
Batas na ginawa nitong Diyos ni Jacob.
Sa mga hinirang, ang utos di'y ito
Nang sila'y ilabas sa bansang Egipto.

Ganito ang wika na aking narinig:
"Mabigat mong dala'y aking iniibis,
Ipinababa ko ang pasaning basket.
Iniligtas kita sa gitna ng hirap,
Iniligtas kita nang ikaw'y tumawag;

Tinugon din kita sa gitna ng kidlat,
At sinubok kita sa Batis Meriba.
Kapag nangungusap, ako'y inyong dinggin,
Sana'y makinig ka, O bansang Israel.

Ang diyus-diyusa'y huwag mong paglingkuran,
Diyos ng ibang bansa'y di dapat luhuran.
Ako ay ang PANGINOON, ako ang Diyos mo,
Ako ang tumubos sa 'yo sa Egipto;
May pagkain ako na handa sa iyo.

"Ngunit ang bayan ko'y hindi ako pansin,
Di ako sinunod ng bayang Israel,
Sa tigas ng puso, aking binayaang
Ang sariling gusto nila'y siyang sundan.

Ang tangi kong hangad, sana ako'y sundin,
Sundin ang utos ko ng bayang Israel;
Ang kaaway nila'y aking lulupigin,
Lahat ng kaaway agad lilipulin.

Silang namumuhi't sa 'ki'y napopoot,
Ay magsisiyuko sa laki ng takot,
Ang parusa nila'y walang pagkatapos.
Ang lalong mabuting bunga nitong trigo,
Ang siyang sa inyo'y ipapakain ko;
At ang gusto ninyong masarap na pulot,
Ang siyang sa inyo'y aking idudulot."

*(Papuri sa Ama at…)*

**Antipona 3:** Masiglang awitan ang Diyos na Tagapagligtas.

## MAIKLING PAGBASA NG SALITA NG DIYOS *(Isaias 4:2-3)*

Pagdating ng araw na iyon, payayabungin ng Panginoon ang lahat ng pananim sa Israel, at ang bunga ng lupa ay magiging dangal at hiyas ng mga matitira sa Israel. Tatawaging banal ang mga matitirang buhay sa Jerusalem.

## TUGUNAN

**Ang lahat ng mga hari sa sanlibutan ay maninikluhod sa pagsamba.**
— Ang lahat ng mga hari sa sanlibutan ay maninikluhod sa pagsamba.

**Ang mga lalaki't babae sa bawat bansa'y maglilingkod sa kanya,**
— at maninikluhod sa pagsamba.

**Papuri sa Ama, at sa Anak at sa Espiritu Santo.**
— Ang lahat ng mga hari sa sanlibutan ay maninikluhod sa pagsamba.

## PAPURING AWIT NI ZACARIAS

**Antipona:** Ang mga Pantas ay naghandog ng ginto, kamanyang at mira, sa Panginoon na Anak ng Diyos at Haring kataas-taasan, aleluya.

Purihin ang Panginoong Diyos ng Israel!
Sapagka't nilingap niya at pinalaya ang kanyang bayan.

At nagpadala siya sa atin ng isang makapangyarihang Tagapagligtas,
Mula sa lipi ni David na kanyang lingkod.

Ipinangako niya sa pamamagitan ng kanyang banal na propeta noong una,
Na ililigtas niya tayo sa ating mga kaaway,
At sa kamay ng lahat ng napopoot sa atin.

Ipinangako rin niya na kahahabagan ang ating mga magulang,
At aalalahanin ang kanyang banal na tipan.

Iyan ang sumpang binitiwan niya sa ating amang si Abraham,
Na ililigtas tayo sa ating mga kaaway,
Upang walang takot na makasamba sa kanya,
At maging banal at matuwid sa kanyang paningin, habang tayo'y nabubuhay.

Ikaw naman, anak, ay tatawaging propeta ng Kataas-taasan;
Sapagka't mauuna ka sa Panginoon upang ihanda ang kanyang mga daraanan,
At ituro sa kanyang bayanang landas ng kaligtasan,
Ang kapatawaran ng kanilang mga kasalanan.

Sapagka't lubhang mahabagin ang ating Diyos;
Magbubukang-liwayway sa atin ang araw ng kaligtasan.
Upang magbigay-liwanag sa mga nasa kadiliman at nasa ilalim ng kamatayan,
At patnubayan tayo tungo sa daan ng kapayapaan.

*(Dadasalin ang Papuri at uulitin ang Antipona)*

## PANGKALAHATANG PANALANGIN

**Magalak tayo kay Kristong Mahabagin, na dumating upang palayain ang sangkatauhan mula sa kasalanang mapang-alipin, at upang bigyan ng kalayaan ng mga anak ng Diyos. Umaasa sa kanyang kalinga, ating sambitin:**

*Sa pamamagitan ng iyong pagsilang, iadya kami sa masama.*

Panginoon, ikaw ay ikaw na bago pa magkapanahon, ngunit inako mo pa rin ang isang bagong buhay,
— patuloy mo kaming panibaguhin sa pamamagitan ng hiwaga ng iyong pagsilang.

Kahit hindi mo tinalikdan ang pagka-diyos mo, tinanggap mo pa rin ang matulad sa aming mga tao,
— itulot mong makibahaging ganap ang aming buhay sa kabanalan mo.

Naparito ka upang maging ilaw ng sanlibutan, at guro ng kabanalan,
— ang iyong mga salita nawa ang maging ilaw sa aming daraanan.

O Salita ng Diyos na naging tao sa sinapupunan ng Birheng Maria, naparito ka sa daigdig,
— manahan kang lagi sa aming puso sa pamamagitan ng pananalig.

## AMA NAMIN

## PANGWAKAS NG PANALANGIN

**Amang makapangyarihan,**
**tumulad sa amin ang iyong Anak**
**nang sa kalikasan nami'y sarili niya ang inihayag.**
**Tulungan mo kaming sa kanya'y makatulad.**
**Hinihiling namin ito sa pamamagitan ni Hesukristo,**
**kasama ng Espiritu Santo magpasawalang hanggan.**
**Amen.**

## PAGHAYO

*(Kung may pari o diacono)*

**Sumainyo ang Panginoon**
at sumaiyo rin.

**Pagpalain kayo ng Makapangyarihang Diyos Ama, Anak at Espiritu Santo.**
Amen.

*(Kung walang pari o diacono)*

**Pagpalain nawa tayo ng Panginoon, iligtas tayo mula sa lahat ng kasamaan at akayin tayo sa buhay na walang hanggan.**
Amen.

## Panalangin sa Takipsilim

### PASIMULA

**O Diyos, halina at ako'y tulungan.**
O Panginoon, magmadali ka sa iyong pagdamay.

**Papuri sa Ama, at sa Anak, at sa Espiritu Santo,**
Kapara noong una, ngayon at magpasawalang hanggan. Amen.

### AWIT

Koro: Ipahayag sa kabundukan
Sa mga gulod kahit saan,
Ipahayag sa kabundukan,
Na ang Kristo ay isinilang.

Noong ako ay nag-aaral,
Ang hanap ko sa gabi't araw;
Hiling sa Diyos ako'y tulungan,
At itinuro n'ya ang daan. (Koro)

Habang pastol ay nagbabantay
Isang gabi sa mga kawan;
Biglang litaw sa kalangitan
Ang isang liwanag na banal. (Koro)

At nang ito ay masilayan,
Yumukod sila at nagdasal;
Sama-sama nilang nilakbay
Lugar ng batang isinilang. (Koro)

## MGA ANTIPONA AT SALMO

**Antipona 1:** Ginawa ko kayong ilaw ng lahat ng mga bansa upang dalhin ang dulot kong kaligtasan hanggang sa dulo ng daigdig.

**Salmo 72**

*(Ang maringal na kapangyarihan ng Mesiyas)*

**I**

Turuan mo yaong haring humatol ng katuwiran,
Sa taglay mong katarungan, O Diyos, siya'y bahaginan;
Upang siya'y maging tapat mamahala sa 'yong bayan,
At pati sa mahihirap maging tapat siyang tunay.

Ang lupain nawa niya'y umunlad at managana;
Maghari ang katarungan sa lupain nitong bansa.
Maging tapat itong hari sa paghatol sa mahirap
At ang mga taong wala'y pag-ukulan ng paglingap;
Yaon namang nang-aapi ay malupig at bumagsak.

Nawa sila ay maglingkod, silang lahat mong hinirang,
Hangga't mayro'ng namamalas na sikat ng buwa't araw.
Hari nila ay matulad sa ulan ng kaparangan;
Bumubuhos kung dumating sa lupain yaong ulan.

Yaong buhay na mat'wid sa kanyang kapanahunan,
Madama ng bansa niya at umunlad habang buhay.
Yaong kanyang kaharian ay palawak nang palawak,
Mula sa Ilog Eufrates, sa daigdig ay kakalat.

Sa harap n'ya ay susuko yaong mga nasa ilang;
At ang mga kaaway n'ya'y mahihiga sa lansangan.
Mga haring nasa pulo at naroon sa Espanya,
Maghahandog ng kaloob, ihahain din sa kanya;

Pati yaong mga hari ng Arabia at Etiopia,
May mga kaloob ding taglay nilang alaala.
Ang lahat ng mga hari, gagalang sa harap niya,
Mga bansa'y magpupuri't maglilingkod sa tuwina.

*(Papuri sa Ama at…)*

**Antipona 1:** Ginawa ko kayong ilaw ng lahat ng mga bansa upang dalhin ang dulot kong kaligtasan hanggang sa dulo ng daigdig.

**Antipona 2:** Ililigtas ng Panginoon ang mga anak ng mga dukha at iaahon sila sa pagkaalipin.

**II**

Kanya namang ililigtas ang sinumang tumatawag,
Lalo yaong nalimot nang mga taong mahihirap;
Sa ganitong mga tao siya'y lubhang nahahabag;
Sa kanila tumutulong, upang sila ay maligtas.

Inaagaw niya sila sa kamay ng mararahas,
Sa kanya ang buhay nila'y mahalagang hindi hamak.
Pagpalain itong hari! Siya nawa ay mabuhay!
At magbuhat sa Arabia'y magtamo ng gintong-yaman;
Sa tuwina siya nawa'y idalangin nitong bayan,
Kalingain nawa ng Diyos, pagpalain habang buhay.

Sa lupai'y sumagana nawang lagi ang pagkain;
Ang lahat ng kaburulan ay mapuno ng pananim
At matulad sa Libano na mauunlad ang lupain.
Yaong kanyang mga lungsod, dumami ang mamamayan,
Sindami ng mga damong tumubo sa kaparangan.

Nawa yaong kanyang ngalan ay h'wag nang malimutan,
Manatiling laging bantog na katulad nitong araw;
Nawa siya ay purihin ng lahat ng mga bansa,
At sa Diyos, silang lahat dumalanging: "Harinawa
Pagpalain kaming lahat, tulad niyang pinagpala."

Ang PANGINOON, Diyos ng Israel, purihin ng taong madla;
Ang kahanga-hangang bagay tanging siya ang may gawa.
Ang dakilang ngalan niya ay purihin kailanman,
At siya ay dakilain nitong buong sanlibutan!
Amen! Amen!

*(Papuri sa Ama at…)*

**Antipona 2:** Ililigtas ng Panginoon ang mga anak ng mga dukha at iaahon sila sa pagkaalipin.

**Antipona 3:** Nagsimula na ngayon ang matagumpay na paghahari ng Diyos.

**Awit: Pahayag 11:17-18; 12:10b-12a**

*(Ang hatol ng Diyos)*

PANGINOONG Diyos na Makapangyarihan sa lahat,
Diyos sa kasalukuyan, at sa nakaraan,
Nagpapasalamat kami
Na ginamit mo ang iyong walang hanggang kapangyarihan
At nagpasimula ka nang maghari!

Nagngingitngit ang mga di kumikilala sa Diyos.
Ngunit dumating na ang panahon ng iyong poot,
Ang paghatol sa mga patay,
At pagbibigay ng gantimpala sa mga propetang lingkod mo,
At sa iyong mga hinirang,
Sa lahat ng may takot sa iyo, dakila ma't hamak.

Dumating na ang pagliligtas ng Diyos!
Ipinamalas na niya ang kanyang kapangyarihan bilang Hari!
Ipinamalas na ng Mesiyas ang kanyang karapatan!
Pagkat pinalayas na sa langit
Ang umuusig araw at gabi sa mga kapatid natin.

Nagtagumpay sila laban sa Diyablo
Sa pamamagitan ng dugo ng Kordero
At ng kanilang pagsaksi sa katotohanan;
Hindi sila nanghinayang sa kanilang buhay.
Kaya't magalak kayo, kalangitan,
At lahat ng naninirahan diyan!

*(Papuri sa Ama at…)*

**Antipona 3:** Nagsimula na ngayon ang matagumpay na paghahari ng Diyos.

## MAIKLING PAGBASA NG SALITA NG DIYOS *(Efeso 2:3b-5)*

Sa ating likas na kalagayan, kabilang tayo sa mga taong kinapopootan ng Diyos. Subalit napakasagana ang habag ng Diyos at napakadakila ang pag-ibig na iniukol niya sa atin. Tayo'y binuhay niya kay Kristo kahit noong tayo'y mga patay pa dahil sa ating pagsuway. (Naligtas nga tayo dahil sa kanyang kagandahang-loob.)

## TUGUNAN

**Sa kanya'y pagpapalain ang lahat ng nilalang, mga lalaki't babae sa sangkalupaan.**
— Sa kanya'y pagpapalain ang lahat ng nilalang, mga lalaki't babae sa sangkalupaan.

**Ipahahayag ng lahat ng bansa ang kanyang kadakilaan,**
— mga lalaki't babae sa sangkalupaan.

**Papuri sa Ama, at sa Anak at sa Espiritu Santo.**
— Sa kanya'y pagpapalain ang lahat ng nilalang, mga lalaki't babae sa sangkalupaan.

## PAPURING AWIT NI MARIA

**Antipona:** O Kristo, ikaw ang Liwanag mula sa Liwanag. Nang sa lupa ikaw ay napakita, ang mga Pantas ay nag-alay ng mga handog sa iyo, aleluya.

Ang puso ko'y nagpupuri sa Panginoon,
At nagagalak ang aking espiritu dahil sa Diyos na aking tagapagligtas.
Sapagka't nilingap niya ang kanyang abang lingkod!

At mula ngayon, ako' y tatawaging mapalad ng lahat ng salinlahi,
Dahil sa mga dakilang bagay na ginawa sa akin ng Makapangyarihan
Banal ang kanyang pangalan!

Kinahahabagan niya ang mga may takot sa kanya,
Sa lahat ng sali't saling lahi.
Ipinakita niya ang lakas ng kanyang mga bisig,
Pinangalat niya ang mga palalo ang isipan.

Ibinagsak niya ang mga hari mula sa kanilang trono,
At itinaas ang mga nasa abang kalagayan.

Binusog niya ng mabubuting bagay ang mga nagugutom,
At pinalayas niyang wala ni anuman ang mayayaman.

Tinulungan niya ang kanyang bayang Istael,
Bilang pagtupad sa pangako niya saating mga magulang,
Kay Abraham at sa kanyang lahi, magpakailanman!

*(Dadasalin ang Papuri at uulitin ang Antipona)*

## PANGKALAHATANG PANALANGIN

**Kaisa ng lahat ng mga Kristiyano sa pananalangin at papuri, tumawag tayo sa Panginoon:**

*Ama, pakinggan mo kaming iyong mga anak.*

Tulungan ang mga taong di nakakikilala sa Diyos ngunit naghahanap sa iyo sa lilim at anino ng isip ng tao,
— panibaguhin sila sa liwanag na kaloob ni Hesukristo.

Tunghayan ang mga sumasamba sa iyo bilang isang tunay na Diyos at naghihintay sa iyong pagdating upang humatol sa huling araw,
— nawa'y makilala nila ang iyong wagas na pagmamahal.

Alalahanin ang mga pinagkalooban mo ng buhay, liwanag at ng kabutihan mo,
— huwag silang hayaang malayo sa iyo.

Bantayan ang mga naglalakbay sa pamamagitan ng iyong makalangit na pagsubaybay,
— at ilayo kami sa bigla at di-handang kamatayan.

Ipinahayag mo ang iyong katotohanan sa mga yumao noong sila'y nabubuhay sa lupa,
— akayin silang pagnilayan ang ganda ng iyong kalinga.

## AMA NAMIN

## PANGWAKAS NG PANALANGIN

**Amang makapangyarihan,
tumulad sa amin ang iyong Anak
nang sa kalikasan nami'y sarili niya ang inihayag.
Tulungan mo kaming sa kanya'y makatulad.
Hinihiling namin ito sa pamamagitan ni Kristo
kasama ng Espiritu Santo magpasawalang hanggan.
Amen.**

## PAGHAYO

*(Kung may pari o diacono)*

**Sumainyo ang Panginoon**
at sumaiyo rin.

**Pagpalain kayo ng Makapangyarihang Diyos Ama, Anak at Espiritu Santo.**
Amen.

*(Kung walang pari o diacono)*

**Pagpalain nawa tayo ng Panginoon, iligtas tayo mula sa lahat ng kasamaan at akayin tayo sa buhay na walang hanggan.**
Amen.

## Panalanging sa Gabi

### PASIMULA

**O Diyos, halina at ako'y tulungan.**
O Panginoon, magmadali ka sa iyong pagdamay.

**Papuri sa Ama, at sa Anak, at sa Espiritu Santo,**
Kapara noong una, ngayon at magpasawalang hanggan. Amen.

### AWIT

Sa paglipas ng maghapon, kami'y nagdarasal;
Ipadala nawa ang 'yong Espiritung Banal,
Pinasasalamatan ang iyong kabutihan,
Pupurihin kang lagi ng puso't kalooban.

O Mabuting Pastol, tunghayan ang iyong kawan.
Iunat sa 'min ang mapagpagaling mong kamay
Upang kami'y ingatan sa aming pagkahimlay.
Ang tanging panalangi'y iyo sanang bantayan.

**Antipona:** Sa iyo, aking Diyos na Makapangyarihan, mapapanatag nang may pag-asa ang aking katawan.

**Salmo 16**

*(Ang Diyos ang aking bahagi, ang aking mana)*

O Diyos, ako'y ingatan mo, ingatan ang iyong lingkod,
Ang hangad ko ay maligtas kaya sa 'yo dumudulog;
"Ikaw'y aking PANGINOON," ang wika ko sa aking Diyos,
"Kabutihang tinanggap ko, ay ikaw ang nagkaloob."

Mga lingkod ng PANGINOON ay dakila't mararangal!
Ligaya na ng sarili ang sila ay makapisan.
Silang bumaling sa ibang diyos, sulirani'y abut-abot,
Sa pagsambang gawi nila, ako ay hindi lalahok.

Ikaw lamang, O PANGINOON ko, ang lahat sa aking buhay,
Ako'y iyong tinutugon sa lahat kong kailangan;
Ang biyayang kaloob mo ay kahanga-hangang tunay,
Kay inam ng kaloob mong sa akin ay ibinigay!

Pinupuri ko ang PANGINOON na sa akin ay patnubay,
Kahit gabi diwa niya ang sa aki'y umaakay.
Nababatid ko na siya'y kasama ko oras-oras,
Sa piling n'ya kailanma'y hindi ako matitinag.

Kaya't ako'y nagdiriwang, ang diwa ko'y nagagalak,
Ang lagi kong nadarama'y hindi ako matitinag.
Pagkat di mo tutulutang ang mahal mo ay malagak,
Sa balon ng mga patay upang doon ay maagnas.

Ituturo mo ang landas na buhay ang hahantungan,
Sa piling mo'y madarama ang lubos na kagalakan;
Ang tulong mo'y nagdudulot ng ligayang walang hanggan.

*(Papuri sa Ama at...)*

**Antipona:** Sa iyo, aking Diyos na Makapangyarihan, mapapanatag nang may pag-asa ang aking katawan.

## PAGBASA NG SALITA NG DIYOS *(1 Tesalonica 5:23)*

Nawa'y lubusan kayong pabanalin ng Diyos na siyang nagbibigay ng kapayapaan. At nawa'y panatilihin niyang walang kapintasan ang buo ninyong katauhan—ang espiritu, kaluluwa, at katawan — hanggang sa pagparito ng ating PANGINOONG Hesukristo.

## TUGUNAN

**Sa iyong mga kamay, Panginoon, inihahabilin ko ang aking kaluluwa.**
— Sa iyong mga kamay, Panginoon, inihahabilin ko ang aking kaluluwa.

**Tinubos mo kami, Panginoong Diyos ng katotohanan,**
— inihahabilin ko ang aking kaluluwa.

**Papuri sa Ama at sa Anak, at sa Espiritu Santo.**
— Sa iyong mga kamay, Panginoon, inihahabilin ko ang aking kaluluwa.

## PAPURING AWIT NG EBANGHELYO

**Antipona:** Habang kami'y gising, Panginoon, kami ay ingatan; bantayan kami habang kami'y nahihimlay; upang sa paggising, manatili kaming kasama ni Kristong nagbabantay, at sa pagtulog, makapahinga kami sa kanyang kapayapaan (aleluya).

Kunin mo na, Panginoon ang iyong abang alipin,
Ayon sa iyong ipinangako:

Yamang nakita na ng aking mga mata ang iyong pagliligtas,
Na inihanda mo para sa lahat ng bansa:

Liwanag itong tatanglaw sa mga Hentil,
At magbibigay karangalan sa iyong bayang Israel.

## PANGWAKAS NA PANALANGIN

**Panginoon Diyos,
gawaran kami ng mapayapang pagkahimlay
upang palakasin ang aming mga pagod na katawan.
Panibaguhin nawa kaming lagi ng iyong pagsaklolo
at panatilihin kaming matatag sa paglilingkod sa iyo.
Hinihiling namin ito sa pamamagitan
ni Kristong aming Panginoon.
Amen.**

## PAGHAYO

**Gawaran nawa tayo ng Makapangyarihang Diyos ng gabing panatag at mapayapang pagkahimlay.**
— Amen.

## AWIT O PANALANGIN NG PAPURI KAY MARIA

Aba Ginoong Maria, napupuno ka ng grasya.
Ang Panginoong Diyos ay sumasaiyo.
Bukod kang pinagpala sa babaeng lahat
At pinagpala naman ang iyong Anak na si Hesus.

Santa Maria, Ina ng Diyos,
Ipanalangin mo kaming makasalanan
Ngayon at kung kami'y mamamatay.
Amen.